# HADEETH
# 2

# حـديــث

**[باللغة الفلبينية (تجالوج)]**

تــرجمـة :

**محمد طه علي**

المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد وتوعية الجاليات بالربوة – الرياض

**Isinalin sa Wikang Tagalog ni:**
**MUHAMMAD TAHA ALI**
Islamic Propagation Office in Rabwah – Riyadh

مـراجعـة :

**عبد الرشيد بن محمد إلياس عبد الله فالينا**

الجامعة الإسلامية بالمدينة المنورة

**Sinuri at Isinaayos ni:**
**GREGORIO *‘ABDUR RASHEED* VALLENA III**
Islamic University in Al-Madinah Al-Munawwarah

# TALAAN NG MGA ARALIN

# HADEETH 1:
# KADALISAYAN NG LAYUNIN SA GAWAIN

عن عمر بن الخطاب رضي الله عنه قال :سمعت رسول الله صلى الله عليه وسلم يَقولُ: (( **إِنّما الأعْمَالُ بالنّيات, وإِنّمَا لِكُلّ امْرِىءٍ ما نَوَى فَمَنْ كانتْ هِجْرَتُه إِلى دُنْيَا يَصِيبُها, أَوْ إِلى امْرَأَةٍ يَنْكِحُها, فَهِجْرَتُه إِلى ما هاجَرَ إِلَيه**)) رواه البخاري

**Mula kay *Umar Bin Al Khattab* (*Raa - radiyallahu ‘anhu* – kalugdan nawa siya ni Allah) siya ay nag-ulat: Narinig ko ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) na nagsabi: *“Ang mga gawain ay tangi lamang nakasalalay sa layunin. At bawat (gawain ng) tao ay batay sa kanyang layunin. Kaya’t sinumang lumikas para sa makamundong bagay kanyang makakamtan ito, o babae upang ito’y kanyang mapangasawa, ang kanyang paglikas ay ayon sa kanyang nilayon*.*”** Isinalaysay ni Al Bukhari

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Umar bin Al Khattab* (Raa) yumakap sa Islam bago mag-*Hijrah* (paglikas mula sa Makkah papuntang Madinah) at siya ang pangalawang Khalifah. Tumagal ang kanyang pamumuno ng sampong taon at kalahati. Namatay siya sa buwan ng *Dhil-hijjah* taon 23 ng Hijrah.

**Mga Aral mula sa Hadeeth:**
1- Ang batayan ng anumang gawain sa Islam ay ang *niyyah* (Layunin).
2- Kapag banal ang layunin at mabuti ang gawain ito’y tatanggapin ni Allah.
3- Ang Muslim ay gagantimpalaan sa kanyang mga ginagawang pang-makamundong bagay kapag tama ang kanyang layunin, dahil ang mga gawain ay maaaring gawing pagsamba kay Allah.
**Halimbawa**: Ang guro sa kanyang pagtuturo, at ang estudyante sa kanyang pag-aaral, at ang manggagawa sa kanyang trabaho, at ang negosyante sa kanyang negosyo – silang lahat at ang iba pa sa kanila – ang kanilang mga ginagawa ay kabilang sa pagsamba kapag tama ang kanilang mga layunin.
4- Kapag nakapag-isip ang isang Muslim na gumawa ng kabutihan at ito’y hindi niya naisagawa gagantimpalaan pa rin siya sa kanyang layunin.
5- Ang tapat na layunin kay Allah ay siyang dahilan ng pagtatagumpay sa mundong ito at sa kabilang buhay.

## HADEETH 2:
## PAGKAKA-ISA NG MGA MANANAMPALATAYA

عن أَبي موسى رضي الله عنه قال : قال النبي صلى الله عليه وسلم :

((**المؤمن للمؤمن كالبنيان يَشُدّ بعضه بعضاً، ثم شبّكَ بين أصابعه**)) متفق عليه

**Mula kay Abu Musa (Raa) ay nag-ulat: Sinabi ng Propeta (صلى الله عليه وسلم):** ***"Ang mananampalataya sa isang (kapwa) mananampalataya ay kahalintulad ng bahay - binibigkis at pinatatatag ng ibang bahagi nito ang iba pang bahagi."*** **At pagkatapos ay kanyang pinagkabit-kabit ang kanyang mga daliri**. Muttafaqun Alayhi

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Abu Musa 'Abdullah bin Qays bin Muslim Al Ash'ariy*, isang tanyag na Sahabah. Namuno sa lugar ng Koofah. Namatay sa taon ika-50 ng Hijrah.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Pinagkumpara ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) ang mananampalataya sa pakikipagtulungan nito sa kanyang kapatid na tulad ng isang bahay – binibigkis at pinatatatag ang iba't ibang bahagi nito. Tunay na hindi mabubuo ang pagpapatayo ng isang bahay at hindi mapapakinabangan ito maliban kung ang iba't ibang bahagi nito ay magbibigkisan at susuporta sa isa't isa. At kapag hindi nagkagayon, magkakahiwalay ang mga dingding nito at mawawasak ang pagkakagawa rito. Gayundin ang mananampalataya. Hindi magiging sapat ang kanyang gawaing pang-relihiyon at pang-makamundo maliban sa tulong at pagmamalasakit ng kanyang kapatid na Muslim. At kung wala siyang katulong at tagapayo, mahihirapan siya sa pagsasagawa ng mga nakakabuti sa kanya.

**Mga Aral mula sa Hadeeth:**
1- Maliwanag na paghahalintulad ng kapatiran sa isang bahay at pagkakabigkis tulad ng mga daliri.
2- Pag-uutos sa pagtutulungan sa pagitan ng mga mananampalataya.

## HADEETH 3:
## PAGBABAWAL SA *RISHWAH* (SUHOL)

عن عبد الله بن عمرو قال: ((**لعن رسول الله صلى الله علي وسلم الراشي والمرتشي**)) رواه أحمد

**Si *Abdullah bin Am'r* (Raa) ay nag-ulat: *"Isinusumpa ng Sugo ni Allah* (صلى الله عليه وسلم) *ang Raashiy (nanunuhol) at ang Murtashiy (nagpapasuhol)"*** Isinalaysay ni Ahmad

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si '*Abdullah bin 'Amr bin Al 'Aas bin Wa'il As Sahamiy* – naunang yumakap sa Islam bago ang kanyang ama. Namatay siya noong ika-63 sa Hijrah, sa gulang na 73 taon.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Pinabibigay-alam sa atin ni *Abdullah bin Am'r* (Raa) na ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay humihiling ng sumpa at kapahamakan para sa "*raashiy*" o nanunuhol. Isinumpa rin ng Propeta (صلى الله عليه وسلم) ang "*murtashiy*" o nagpapasuhol dahil sa pagkuha niya ng kayamanan sa pamamaraang hindi makatuwiran at pagkain niya ng mga kayamanan ng ibang tao sa paraang masama. Nararapat sa isang Muslim na lumayo sa mga bagay o lugar na may "*shubha*" (may katulad na bagay na masama) at ng "*reebah*" (pag-aalinlangan) para hindi niya makamtan ang galit at parusa ni Allah.

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Ang *rashiy* at *murtashiy* ay sinusumpa at malayo sa habag ni Allah.
2- Ipinagbabawal ang *Rishwah* dahil sa laki ng kapahamakang naidudulot nito sa sambayanang Muslim.

# HADEETH 4:
# PANGANGALAGA SA IPINAGKATIWALA

عن أَبِي هُرَيْرَةَ رضي الله عنه قالَ : قَالَ النبيّ صلى الله عليه وسلم ((**أَدِّ الأَمَانَةَ إِلَى مَنِ ائْتَمَنَكَ، وَلا تَخُنْ مَنْ خَانَكَ**)) رواه أحمد وأبو داود والترمذي

**Mula kay Abu Hurayrah (Raa), siya ay nagsabi: Sinabi ng Propeta (صلى الله عليه وسلم): *"Pangalagaan ang ipinagkatiwalang bagay sa sinumang nagtiwala sa iyo, at huwag magtaksil sa sinumang nagtaksil sa iyo.*"** Isinalaysay ni Ahmad, Abu Dawud at At Tirmidhiy

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *'Abdur Rahman bin Sakhr Ad Dawsy*, yumakap sa Islam taon ng Khaybar ika-7 ng *Hijrah*. Siya ay namalagi sa Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) dahil paghahanap ng kaalaman na nais niyang matutunan. Isa siya sa mga *Sahaba* na may pinakamaraming nasa-ulong Hadeeth.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ipinag-uutos ng Propeta (صلى الله عليه وسلم) na pangalagaan ang ipinagkatiwalang bagay sa may ari nito. Sumasaklaw ito sa anumang hiniram o ipinatagong bagay. Ang salitang *"Amanah"* (pagtitiwala) ay may mataas na antas sa Islam, at ito ay kapuri-puring katangian na dapat gampanan ng bawat Muslim. Kapag ang isang tao ay mapagkakatiwalaan siya'y igagalang ng mga tao at pagkakatiwalaan ng sinumang nasa paligid niya. Tataas ang kanyang moralidad sa pagitan ng kanyang pamilya at kamag-anak. Ang taong gumaganap sa kanyang mga tungkulin ay mapagkakatiwalaan kaya karapat-dapat lang na pasalamatan siya mula kay Allah at ng mga tao. Gayundin, ang taong nangangalaga sa anumang ipinagkatiwala sa kanya: kayamanan, sikreto, o dangal – siya ay mapagkakatiwalaan kaya karapatdapat siyang purihin at pasalamatan.

Sa sinumang isinasawalang-bahala ang pagtitiwala sa kanya o hindi niya pinapansin at pinapangalagaan ang anumang ipinagkatiwala sa kanya: kayamanan, sikreto o dangal – ang kanyang kabayaran sa mundong ito ay kawalang pag-asa at kapahamakan. Kung siya halimbawa ay empleyado, hindi mapapakinabangan ang kanyang paglilingkod. At kung siya naman ay negosyante, lalayuan siya ng mga tao at hindi mapagkakatiwalaan sa kanyang

mga gawain at kalakal. Kaya nararapat lamang sa bawat Muslim na siya ay mapagkakatiwalaan sa anumang bagay na ipinagkatiwala sa kanya. At kanyang pangangalagaan ito laban sa anumang pagkawala o pagka-sira sa abot ng kanyang makakayanan. Dapat din niyang pangalagaan ang mga sikreto at dangal at pakitunguan niya ang mga tao ng magandang pakikitungo tulad nang gusto niyang gawin sa kanya ng mga tao. At walang pananampalataya ang sinumang hindi mapagkakatiwalaan.

Nararapat rin sa isang Muslim na huwag pakitunguhan ng kasamaan ang anumang kasamaang ginawa sa kanya sapagkat ito ang pagsisimulan ng kaguluhan sa pamayanan. Bagkus idaan ito sa tamang paraan at mabuting usapan. Kung sinuman ang nandaya sa iyo nararapat na ipagbigay-alam ito sa nakatataas at kung hindi niya ito magagawa o wala siyang kapangyarihan, nararapat na ipag-*dua'* niya na lamang ito sa halip na dayain din ang taong yaon. Sinumang nagtaksil sa iyo at sumira sa kasunduan ay huwag pagtaksilan at tuparin ang napag-usapan. Tandaan na lahat ng karapatan at kabayaran ay makukuha rin sa Araw ng Paghuhukom.

**Mga Aral sa Hadeeth:**

1- Obligadong ibalik ang ipinagkatiwalang bagay sa may ari nito.

2- Ipinagbabawal ang pakikitungo sa mga manlilinlang ng tulad ng kanilang pakikitungo.

3- Kung naabuso o nadaya ka ng ibang tao, huwag silang gantihan ng gayong abuso o pandaraya upang hindi kumalat ang kasamaan sa Sanlibutan.

# HADEETH 5:
# PAGBABAWAL SA HUWAD NA PAGSAKSI

عن أَبِي بَكْرَةَ رضي الله عنه قَالَ: كُنّا عِنْدَ رَسُولِ اللّهِ صلى الله عليه وسلم فَقَالَ: ((أَلاَ أُنَبّئُكُمْ بِأَكْبَرِ الْكَبَائِرِ ثَلاَثاً: الإِشْرَاكُ بِالله وَعُقُوقُ الْوَالِدَيْنِ وَشَهَادَةُ الزّورِ، أَوْ قَوْلُ الزّورِ)) وَكَانَ رَسُولُ اللّهِ صلى الله عليه وسلم مُتّكِئا فَجَلَسَ، فَمَا زَالَ يُكَرّرُهَا حَتّى قُلْنَا: (لَيْتَهُ سَكَتَ) متفق عليه

**Mula kay *Abu Bakrah* (Raa) siya ay nagsabi: Nang nandoon kami sa Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) siya ay nagsabi: *"Nais ba ninyong ipabatid ko sa inyo ang malalaki sa mabibigat na kasalanan?* Tatlong ulit. *"Ang pagtatambal kay Allah, ang kawalang-galang sa dalawang magulang (ama at ina) at ang "Shahadatuz Zoor" (huwad na pagsaksi) o ang "Qawluz Zoor" (huwad na salita)."* Ang Sugo ni Allah ay nakasandal, pagkatapos ay umupo at paulit-ulit niyang binabanggit ito, hanggang sa nasabi namin: Nawa'y huminto na siya**. Muttafaqun Alayhi

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Nafee'a bin Al Haarith bin Kaldata Ath Thaqafiy*, isang Sahabah. Siya'y tinawag na *Abu Bakrah* dahil sa siya ay pumanaog mula sa "*Bakrah*" (maliit na babaing kamelyo) sa araw nang masakop ang Taif. Siya ay nakapag-ulat ng ilang Hadeeth mula sa Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) at kanyang nasaksihan ang ilang pakikipaglaban. Siya ay namatay noong ika-51 ng Hijrah.

**Pangkalahatang kahulugan ng Hadeeth:**
Ang malalaking mga kasalanan ay napakarami at ang pinakamalubha rito ay ang pagtatambal kay Allah – maging sa Kanyang mga Gawain o sa pagsamba sa Kanya o sa Kanyang mga Pangalan at Katangian. Iniuna ito ng Propeta (صلى الله عليه وسلم) dahil ito ang pinakamalaking kasalanan, pagkatapos ay kanyang isinunod ang pagkawalang-galang sa ama at ina. Binantaan ni Allah ng matinding parusa ang sinumang gumawa nito, kaya nararapat lamang sa isang Muslim na maging mabuti sa kanyang mga magulang na silang nag-aruga sa kanya ng buong pagmamahal at pagpapahalaga. Inalagaan siya mula sa kanyang kamusmusan, kaya ipinag-uutos ni Allah na pakitunguan sila ng mabuti, at ipinagbabawal Niya ang pag-aabuso at pagkawalang-galang sa kanila.Sinabi ni Allah:

**﴿وقضى ربّك ألاّ تعبدوا إلاّ إياه وبالوالدين إحساناً، إمّا يبلغنّ عندك الكبرَ أحدهما أو كلاهما فلا تقل لهما أفّ ولا تنهرهما وقل لهما قولاً كريماً ﴾**

***((Ipinag-utos ng iyong Panginoon na huwag kayong sumamba maliban sa Kanya at pakitunguan ng magandang paraan ang dalawang magulang. At kung sakaling sumapit sa katandaan ang isa sa kanila o silang dalawa sa ilalim ng pangangalaga mo,***

***magkagayon huwag mo silang pagsabihan ng "Uff" (isang salitang nagdudulot ng sakit sa kanilang kalooban) at huwag mo silang pagbabawalan, at makipag-usap ka sa kanilang dalawa nang maayos at magalang na pananalita***)) *Al-isra'a: 23*

Silang dalawa ang pinaka-unang tao na dapat pakinggan, sundin at igalang. Ang pagsunod sa kanilang dalawa ay obligado kung hindi masama ang kanilang ipinag-uutos.

At kabilang rin sa mga ipinagbabawal na ito ang masasamang pananalita at ang sinasadyang paghuhuwad at paglihis sa katotohanan sa pamamagitan ng pagsaksi. Pinahalagahan ng Propeta **(صلى الله عليه وسلم)** sa kanyang pagsasalaysay sa mga Sahabah ang tungkol sa huwad na pagsaksi dahil ang *"Qawluz Zoor"* at ang *"Shahadatuz Zoor"* ay napakagaan sa dila, at ang mga tao ay isinasawalang-bahala lamang ito. Nagdudulot ito ng maraming bagay katulad ng pagkapoot, alitan at iba pa. Inulit-ulit ng Propeta **(صلى الله عليه وسلم)** ang salitang ito hanggang sa sinabi ng mga Sahabah: "na sana ay huminto na siya" dahil sa pagmamahal nila sa kanya at pagkamuhi sa lahat ng nakakabahala sa kanya. Kaya nararapat lamang sa sinumang ipinabatid ni Allah sa kanya ang Islam – na maging maingat sa mga malalaking kasalanan dahil kung hindi, kusa niyang inilantad ang kanyang sarili sa galit ni Allah at sa Kanyang parusa.

**Mga Aral sa Hadeeth:**

1- Pagtuturo ng Sugo **(صلى الله عليه وسلم)** sa kanyang mga Sahabah at pagbibigay niya sa kanila ng payo.

2- Pagbabawal sa pagtatambal kay Allah at ang pagwawalng-galang sa mga magulang.

3- Pagbabawal sa *"Qawluz Zoor"* at *"Shahadatuz Zoor."*

4- Pagmamahal ng mga Sahabah sa Sugo **(صلى الله عليه وسلم)** at ang pagkamuhi nila sa lahat ng nakababahala sa kanya.

# HADEETH 6:
# PAGBABAWAL SA *AL GISH* (PANDARAYA)

عَنْ أَبِي هُرَيْرَةَ رضي الله عنه أَنّ رَسُولَ اللّهِ صلى الله عليه وسلم مَرّ عَلَى صُبْرَةِ طَعَامٍ، فَأَدْخَلَ يَدَهُ فِيهَا، فَنَالَتْ أَصَابِعُهُ بَلَلاً، فَقَالَ: **((مَا هَذَا يَا صَاحِبَ الطّعَامِ؟))** قَالَ: أَصَابَتْهُ السّمَاءُ يَا رَسُولَ اللّهِ قَالَ: **((أَفَلاَ جَعَلْتَهُ فَوْقَ الطّعَامِ كَيْ يَرَاهُ النّاسُ، مَنْ غَشّ فَلَيْسَ مِنّي))** رواه مسلم والترمذي

**Mula kay *Abu Hurayrah* (Raa) siya ay nag-ulat: Tunay! Napadaan ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) sa isang bunton ng (itinitindang) pagkain at kanyang ipinasok dito ang kanyang kamay. May nasapo ang kanyang mga daliri na basa. Pagkatapos ay kanyang sinabi: *"Ano ito! O may ari ng pagkain (paninda)?"* Siya ay sumagot: Naulanan po o Sugo ni Allah. Sinabi niya (صلى الله عليه وسلم)*: "At bakit hindi mo ito ilagay sa ibabaw ng (bunton ng) pagkain nang sa gayon ay makita ito ng mga tao? Sinumang mandaya ay hindi kabilang sa akin."*** Isinalaysay ni Muslim at At Tirmidhiy

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**

Itinuturo sa atin ng Propeta Muhammad (صلى الله عليه وسلم) sa Hadeeth na ito ang dapat gawin ng mga tao sa kanilang pagtitinda at gawain sa larangan ng pangangalakal. Dapat iwasan ang panlilinlang at pandaraya sa iba sa kanilang mga kasamahan na siyang dahilan ng pagkakaroon ng galit at suklam sa kanilang puso at paglaganap ng poot at alitan sa pagitan nila. Dahil dito mawawasak ang bigkis ng pagkakapatiran sa Islam. Iyon ang ayaw ng Islam na mangyari sa sambayanang ito kaya't hinihikayat nito na ihayag ng nagbebenta ang kapintasan ng kanyang itinitinda, at ilabas ang mga nakatagong katangian nito upang hindi siya maging kabilang sa mga taong mapagkunwari at madaya na sadyang ibinubulid ang kanyang sarili sa galit ni Allah at sa parusa nito kung saan siya ay hindi maibibilang sa mga tagasunod ng Nasyon ni Propeta Muhammad (صلى الله عليه وسلم).

**Mga Aral sa Hadeeth:**

1- Obligadong ipakita ng nagtitinda ang kapintasan ng kanyang ibinibenta at ilabas ang mga nakatagong katangian nito.
2- Ipinagbabawal ang pandaraya sa lahat ng uri ng pakikipag-ugnayan, at sadyang pinaglaanan ng matinding parusa ang sinumang gumagawa nito.
3- Ang pagbibigay ng aral sa pagitan ng mga Muslim ay isang tungkulin .

# HADEETH 7:
# PAGBABAWAL SA *AN NAMEEMAH*
# (PANINIRANG-PURI O TSISMIS)

عَنْ عَبْدِاللّهِ بْنِ مَسْعُودٍ رضي الله عنه قَالَ: إِنّ رسول الله صلى الله عليه وسلم قَالَ: ((أَلاَ أُنَبِّئُكُمْ مَا الْعَضْهُ؟ هِيَ النّمِيمَةُ الْقَالَةُ بَيْنَ النّاسِ)) رواه مسلم

**Mula kay *'Abdullah bin Mas-oud (Raa)* siya ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Gusto ba ninyong sabihin k sa inyo kung ano ang "Al adh-hu"? Ito ay ang "An Nameemah" na pinag-uusapan sa pagitan ng mga tao."*** Isinalaysay ni Muslim

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Abu 'Abdir Rahman Abdullah bin Mas'ood* isa sa mga naunang yumakap sa Islam at kabilang sa mga dakilang Sahabah. Kilalang pantas at mambabasa. Nasa-ulo niya mula sa Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) ang 70 Surah. Siya ay namatay sa Madinah taon ika-32 ng Hijrah na may gulang na 60 taon.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ang Islam ay Relihiyong nag-aanyaya tungo sa pagkaka-isa, pagmamahalan at pagtutulungan at nagbababala sa pagkakaroon ng alitan at hindi pagkakaunawaan. Kabilang sa pinakamalaking sumisira sa haligi ng sambayanan at pumuputol sa bigkis ng pagmamahalan ang *"Nameemah"* o tsismis at itoy nagpapasiklab ng mga kalooban at nagbubunga ng paghihiwa-hiwalay. Katotohanan, napipinsala ng tsismoso at ng sinungaling sa loob ng isang oras na hindi kayang pinsalain ng salamangkero sa loob ng isang taon. Kaya nararapat magsigasig O mga Muslim sa pagtitiyak sa lahat ng naririnig at huwag umasa at maniwala sa mga haka-haka lamang.Sinabi ni Allah:

﴿يأيها الذين ءامنوا إن جآءكم فاسقٌ بنبإٍ فتبينوا أن تصيبوا قوماً بجهالةٍ فتصبحوا على ما فعلتم نادمين﴾

***((O mga Mananampalataya! Kung dumating sa inyo ang isang 'Fasiq' (Suwail) na may dala-dalang balita, dapat ay patunayan muna ninyo ito, dahil baka mapinsala ninyo ang isang tao na hindi ninyo alam ang punot dulo nito at pagkatapos ay pagsisihan ninyo ang inyong ginawa))*** Al Hujrat:6. Kaya iwasan mo ang taong tsismoso sapagkat ang taong ito ay walang karangalan at wala siyang magandang kaugalian. Sinasadya niyang pinsalain ang mga tao at kanyang ikinasisiya ang mga kapahamakang dumarating sa kanila. Ilayo sana tayo ni Allah mula sa kasamaan ng mga tsismoso at sinungaling.

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Ipinagbabawal ang *"Gheebah"* (Panlilibak) at ang *"Nameemah"* (Tsismis).
2- Ito ay kabilang sa mga pinakamalaking kasalanan.

# HADEETH 8:
# PAGBABAWAL SA *AL-GHEEBAH*
# (PAGSASALITA NG MASAMA AT PANLILIBAK SA LIKOD NG TAO)

عَنْ أَبِي هُرَيْرَةَ رضي الله عنه أَنّ رَسُولَ اللّهِ صلى الله عليه وسلم قَالَ: ((**أَتَدْرُونَ مَا الْغِيبَةُ**)) قَالُوا: اللّهُ وَرَسُولُهُ أَعْلَمُ. قَالَ: ((**ذِكْرُكَ أَخَاكَ بِمَا يَكْرَهُ**)) قِيلَ: أَفَرَأَيْتَ إِنْ كَانَ فِي أَخِي مَا أَقُولُ قَالَ: ((**إِن كَانَ فِيهِ مَا تَقُولُ فَقَدِ اغْتَبْتَهُ، وَإِنْ لَمْ يَكُنْ فِيهِ فَقَدْ بَهَتّهُ**)) رواه مسلم

**Mula kay *Abu Hurayrah (Raa)* siya ay nag-ulat: Tunay! Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) : *"Alam ba ninyo kung ano ang 'Gheebah'?* Kanilang sinabi: Si Allah at ang Kanyang Sugo ang higit na nakakaalam. Kanyang sinabi: *"Ang pagbanggit mo sa iyong kapatid sa mga ikinamumuhi niya.* At may nagsalita: papaano kung nasa aking kapatid ang aking pinagsasabi? Kanyang sinabi: *"Kung nasa sa kanya ang iyong sinasabi, katunayan, nilibak mo siya. At kung wala naman nasa kanya, katunayan, sinira mo ang kanyang dangal."*** Isinalaysay ni Muslim

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ang naturang Hadeeth ay patunay na ang hindi mo kapatid tulad ng Hudyo at Kristyano at ng lahat na may inaangking Relihiyon at ng sinumang tumiwalag sa Islam dahil sa mga ginagawa niyang *"Bid'ah"* ay hindi itinuturing na *"Gheebah"* para sa kanya. At sa pagsabi niya (صلى الله عليه وسلم) ng salitang kapatid ay babala sa taong gumagawa ng *'Gheebah'* at bumabalik sa kanya ang mga kapintasang kanyang sinasabi. Dahil kung ito ay kanyang kapatid nararapat na pagpasinseyahan niya at pagtakpan ang kanyang kapintasan at hindi na dapat ipagkalat ang mga ito. At sa sinabi niyang *"sa mga kinamumuhian nito"* ay nangangahulugan na kung hindi naman niya ikinamumuhi ang mga ipinipintas o sinasabi sa kanya, ito ay hindi itinuturing na *"Gheebah."* Ang pagbabawal sa *"Gheebah"* ay bagay na kilala sa Batas ng Islam at ito ay napagkaisahan ng mga Pantas.

**Mga Paalaala:**
1- Masigasig na ipinag-uutos ng Islam na igalang ang dangal ng kapawa Muslim.
2- Ipinagbabawal ang *"Gheebah"* ito ay ang pagbanggit ng isang Muslim sa kanyang kapatid sa mga ikinamumuhi niya.
3- Ang *"Gheebah"* ay dahilan ng pagkakaroon pagkasuklam sa pagitan ng mga Muslim.
4- Ipinagbabawal ang pagsisinungaling sa pagitan ng mga Muslim.

5- Ang pagbanggit sa mga kapintasan ng tao kahit nasa kanya ito ay itinuturing na *"Gheebah"*.
6- Ang pagka-lehitimo ng pagbanggit sa isang Muslim sa mga ikinagagalak nito.
7- Hindi maituturing na *gheebah* ang mga sumusunod: (1) ang inabuso o dinaya kahit na ito ay ikinamumuhi ng iba; (2) pagbanggit ng kapintasan kung dito kilala ang isang tao; (3) nagbibigay-babala; (4) kusang naglalantad ng sariling kasamaan; (5) humihingi ng pagpapasiya o *fatwaa*; (6) humihingi ng tulong.

## HADEETH 9:
## KARAPATAN NG KAPIT-BAHAY

عَنْ أَبِي هُرَيْرَةَ رضي الله عنه قَالَ: قَالَ رَسُولُ اللّهِ صلى الله عليه وسلم: ((مَنْ كَانَ يُؤْمِنُ بِاللهِ وَالْيَوْمِ الآخِرِ فَلاَ يُؤْذِ جارَهُ، وَمَنْ كَانَ يُؤْمِنُ بِاللهِ وَالْيَوْمِ الآَخِرِ فَلْيُكْرِمْ ضَيْفَهُ، وَمَنْ كَانَ يُؤْمِنُ بِاللهِ وَالْيَوْمِ الآَخِرِ فَلْيَقُلْ خَيْرا أَوْ لِيَسْكُتْ)) رواه مسلم

**Mula kay *Abu Hurayrah (Raa)* siya ay nag-ulat: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): *"Sinuman ang sumasampalataya kay Allah at sa Kabilang Buhay, huwag niyang pinsalain ang kanyang kapit-bahay. At sinuman ang sumasampalataya kay Allah at sa Kabilang Buhay, igalang niya ang kanyang bisita. At sinuman ang sumasampalataya kay Allah at sa Kabilang Buhay ay magsalita ng mabuti o tumahimik na lamang.***" Isinalaysay ni Muslim

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ipinahihiwatig sa naturang Hadeeth ang pagpapahalaga sa karapatan ng kapit-bahay at iyon ay bahagi ng kabuuan ng pananampalataya. At ang pamiminsala sa kanila ay kabilang sa malalaking kasalanan dahil sinabi ng Propeta (صلى الله عليه وسلم) na ang sinuman na sumasampalataya kay Allah at sa Kabilang Buhay ay huwag niyang pinsalain ang kanyang kapit-bahay. Naiiba rito ang kalagayan kung ang kapit-bahay ay mabuting tao. At sa mga katulad niya ang nasasaklawan ng mabuting hangarin at ang pagbibigay ng magandang payo, pagdu-*dua'a* ng Patnubay para sa kanya, at iwasan ang pagmiminsala sa kanya.

**Mga Paalaala:**
1- Ipinag-uutos ng Islam ang mga bagay na nagiging daan ng pagkakaroon ng pagmamahalan at pagtutulungan sa pagitan ng mga tao.
2- Ang pagtutulungan ng mga magkakapit-bahay sa bawat isa sa kanila ay nagpapatibay ng ugnayan sa pagitan nila.
3- Kabilang sa magandang pakikitungo sa kapit-bahay ay ang hindi pagpinsala sa mga miyembro nito sa salita o sa gawa.
4- Huwag itutok ang paningin sa loob ng bahay ng kapit-bahay maging sa taas ng bubong o sa butas ng pinto.
5- Huwag pinsalain ang kapit-bahay kahit sa anumang paraan.
6- Obligado ang pagbibigay galang sa bisita.
7- Bahagi ng kabuuan ng pananampalataya ang kaunting pananalita at pagsasabi ng pawang kabutihan lamang.

# HADEETH 10:
# PAG-IWAS SA MGA BAGAY NA HINDI NAUUKOL

عن أَبِي هُرَيْرَةَ رضي الله عنه قال: قال رَسُولُ الله صلى لله علي وسلم:
((مِنْ حُسْنِ إِسْلاَمِ المَرْءِ تَرْكُهُ ما لا يعْنِيهِ)) رواه الترمذي وغيره

**Mula kay *Abu Hurayrah (Raa)* siya ay nag-ulat: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم):** ***"Kabilang sa kabutihan ng Islam ng isang tao ang kanyang iwan ang mga hindi ukol sa kanya."*** Isinalaysay ni At Tirmidhiy at ng iba pa sa kanya.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ang naturang Hadeeth ay kabilang sa pangkalahatang salawikain ng mga Propeta na nasasaklawan ang mga naunang kasabihan tulad ng nai-ulat sa *Suhuf* ni Propeta Ibrahim (alayhi salaam). Ang sinumang ibilang ang kanyang salita sa kanyang gawain ay kakaunti ang kanyang masasabi maliban sa mga bagay na may kinauukulan siya rito. At nasasaklawan din nito ang mga gawain, kaya ito ay umaabot sa puntong dapat iwasan ang paghahangad sa mga makamundong bagay at kaginhawaan sa buhay, paghangad sa antas at kapangyarihan at sa kagustuhang mapuri ng mga tao atbp. Kung tutuusin ay hindi masyadong kailangan para sa kaayusan ng kanyang relihiyon at ng pansamantalang pananatili niya dito sa mundo.

**Mga Paalaala:**
1- Ang Islam ay masigasig na inu-obliga ang mga Muslim na hindi dapat makialam sa mga bagay na wala siyang kinalaman rito.
2- Ang pag-iwas ng taong Muslim sa mga bagay na hindi niya dapat pakialaman sa salita o sa gawa ay kasapatan ng Islam.
3- Hindi dapat sagutin ng taong Muslim ang isang bagay na itinatanong kung hindi siya ang tinatanong.
4- Pagtuturo sa kabutihan ay kabilang sa mga bagay na maaaring panghimasukan ng taong Muslim.

# HADEETH 11:
# ANG KALINISAN AY BAHAGI NG ISLAM

عَنْ عَبْدِ اللهِ بْنِ مَسْعُودٍ , عَنِ النَّبِيِّ صلى الله عليه وسلم قَالَ: ((**لاَ يَدْخُلُ الْجَنَّةَ مَنْ كَانَ فِي قَلْبِهِ مِثْقَالُ ذَرَّةٍ مِنْ كِبْرٍ**)) قَالَ رَجُلٌ: إِنَّ الرَّجُلَ يُحِبّ أَنْ يَكُونَ ثَوْبُهُ حَسَنا، وَنَعْلُهُ حَسَنَةً، قَالَ: ((**إِنّ اللهَ جَمِيلٌ يُحِبّ الْجَمَالَ، الْكِبْرُ: بَطَرُ الْحَقّ وَغَمْطُ النّاسِ**)) رواه مسلم

**Mula kay *Abdullah bin Mas'ood (Raa)* siya ay nag-ulat: Sinabi ng Propeta (صلى الله عليه وسلم): *"Hindi makakapasok sa Paraiso ang sinuman kung sa kanyang puso ang mayroong kasing liit ng buto (ng mustasa) na may Pagmamalaki.* Isang lalaki ang nagsalita: (Pero papaano) kung ang lalaking gustong maging maganda ang kanyang damit at ang kanyang sapatos. Sinabi niya: *"Katotohanan! Si Allah ay magandang anyo at kanyang nagugustuhan ang kagandahan. Ang pagmamalaki ay ang pagtatago sa katotohanan at ang pangmamaliit sa mga tao."*** Isinalaysay ni Muslim

**Pangkalahatang kahulugan:**
Sa naturang Hadeeth ay masigasig na ipinag-uutos ang kalinisan ng puso at ang pagbabawal sa pagmamalaki sa sinumang nagnanais magmataas sa mga tao at nagmamaliit sa mga ito. Gayundin, ang pagtulak at pagtanggi sa katotohanan sa pamamagitan ng pagmamataas at pagmamalaki.

**Ang pagmamalaki ay may dalawang bahagi:**
**<u>Pangloob:</u>** sariling kaugalian at ito ang tinatawag na *"Al Kibr."*
**<u>Panglabas:</u>** mga gawain na namumutawi buhat sa mga parte ng katawan, at ang mga ito ay bunga ng naturang kaugalian, at kapag itoy namumutawi tinatawag itong *"Takabbur"* (Pagpapahalaga sa sariling dangal) at kapag hindi namutawi tinatawag itong *"Kibr"* (Pagmamalaki). At ang sinuman ang pagsamahin ang *Takabbur* at ang *Kibr* nararapat sa kanya ang babalang Kaparusahan.

**Mga paalaala:**
1- Ipinagbabawal ang pagmamalaki at ang pangmamaliit sa mga tao.
2- Ang kalinisan ay naaangkop ang lahat gaya ng isinusuot ng tao at ang kanyang ginagamit.
3- Maging masigasig sa kalinisan ng tahanan, paaralan at daanan.
4- Nakakabuti ang maligo ng isang beses bawat linggo.

## HADEETH 12:
## MGA TANDA NG *MUNAAFIQ* (MAPAGBALAT-KAYO)

عن أبي هُرَيرةَ رضي الله عنه عن النبيّ صلى الله عليه وسلم قال: ((**آيـةُ المُنـافِقِ ثلاثٌ: إذا حَدّثَ كَذَب، وإِذا وَعَدَ أخْلَفَ، وإذا ائْتُمِنَ خان**)) رواه البخاري

**Mula kay *Abu Hurayrah (Raa)* siya ay nag-ulat: Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Ang tanda ng Munaafiq ay tatlo: kapag nakikipag-usap ay nagsisinungaling, kapag nakipagkasundo ay hindi tumutupad, at kapag pinagkatiwalaan ay nagtataksil."*** Isinalaysay ni Al Bukhari.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ang naturang Hadeeth ay isang babala sa Muslim na nagtataglay sa mga naturang katangian na siyang kinatatakutan na mauwi sa tunay na *"Nifaq"* (Pagkukunwari). At itoy malinaw na siyang ipinahihiwatig sa kuwento ni Tha'labah na siya namang sinabi ni Allah ukol dito:

﴿فَأَعْقَبَهُمْ نِفَاقاً فِي قُلُوبِهِمْ إِلَىٰ يَوْمِ يَلْقَوْنَهُ بِمَآ أَخْلَفُواْ اللّهَ مَا وَعَدُوهُ وَبِمَا كَانُواْ يَكْذِبُونَ﴾

***((Kaya ginawa niya (Allah) sa kanila ang pagkaroon ng Nifaq sa kanilang puso hanggang sa pagdating ng Araw na kanilang makatagpo si Allah. Iyon ay dahil sa kanilang tinalikuran ang kanilang mga pangako sa kanya at sa kanilang pagsisinungaling))*** At Tawbah: 77. Tunay na nauuwi ang hindi pagtupad sa pangako at pagsisinungaling sa di-pananampalataya. Kaya ang naturang Hadeeth ay nagbibigay babala sa mga ganitong kaugalian na nagdudulot sa taong mayroon nito na mahantong sa tunay na *Nifaq* (Pagkukunwari).

**Mga Paalaala:**
1- Bahagi ng kadakilaan ng Islam ay ang pagpuksa nito sa mga masasamang asal at mga mababang kaugalian, tulad ng pagsisinungaling, di-pagtupad sa pangako, pagbabalat-kayo, kataksilan at iba pa.
2- Pagbabala sa "pagka-ipokrita" dahil ito ay mas matindi kaysa di-pananampalataya kay Allah.
3- Hindi dapat ugaliin ang anumang kaugalian ng mga taong mga *Munaafiq* (mapagkunwari).
4- Sinumang gumawa ng mga kaugalian ng mga taong Munaafiq, siya'y kamumuhian doon kay Allah at ng mga tao.
5- Kabilang sa mga katangian ng taong mananampalataya: kapag nakipag-usap siya ay hindi nagsisinungaling, kapag nangako ay hindi sumisira nito, at kapag pinagkatiwalaan ay hindi nagtataksil.

# HADEETH 13
# TAMIS NG PANANAMPALATAYA

عنْ أَنسٍ رضي الله عنه عن النبيّ صلى الله عليه وسلم قال: ((**ثَلاثٌ مَنْ كُنّ فيهِ وَجَدَ حَلاوَةَ الإيْمان: أَنْ يَكونَ اللّهُ ورسولُه أحبّ إليهِ مِمّا سِواهُما، وأنْ يُحِبّ المَرْءَ لا يُحِبّهُ إلاّ لله، وأنْ يَكرَهَ أنْ يَعودَ في الكُفرِ كما يكرَهُ أنْ يُقذَفَ في النّار**)) رواه البخاري

**Mula kay *Anas (Raa)* siya ay nag-ulat: ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Tatlong bagay na sinumang nasa kanya ang mga ito, kanyang matatagpuan ang tamis ng pananampalataya: (kapag) si Allah at ang kanyang Sugo ay higit niyang mahal kaysa iba pa sa kanilang dalawa; at kanyang mamahalin ang isang tao ng walang dahilan kundi alang-alang kay Allah; at kanyang kasusuklaman ang pagbabalik sa di-pananampalataya tulad ng pagkasuklam niya na itapon siya sa Apoy*.*"** Isinalaysay ni Al Bukhari.

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Anas bin Malik Al Ansariy* tagapag-lingkod ng Sugo ni Allah **(**صلى الله عليه وسلم**).** Marami siyang naiulat na mga Hadeeth. Siya ay namatay noong 92 Hijrah.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Sa naturang Hadeeth ay ikinumpara ang pagnanais ng taong mananampalataya sa *Eeman* (Pananampalataya) sa isang bagay na matamis. Ang naturang Hadeeth ay nagkukumpara ang taong may sakit at ang taong walang karamdaman. Sapagkat ang taong may karamdaman ay hindi nalalasap ang tamis ng pulot-pukyutan. Samantala ang walang karamdaman ay kanyang nalalasap ang tamis nito sa tunay niyang lasa. At sa tuwing nababawasan ang kalusugan ng tao ay agad din nababawasan ang panlasa nito.

Ang dahilan kung bakit tinagurian ito na matamis ay dahil sa ikinumpara ni Allah ang *Eeman* sa isang puno batay sa Kanyang sinabi:

﴿**ضَرَبَ اللّهُ مَثَلاً كَلِمَةً طَيِّبَةً كَشَجَرةٍ طَيِّبَةٍ**﴾

***((Inihalintulad ni Allah ang halimbawa ng salitang banal (Laa ilaaha illallah) na tulad ng napakagandang puno*))** Ibrahim: 24

Ang puno ay ang saligan ng *Eeman* at ang mga sanga nito ay ang pagsunod sa kautusan at pag-iwas sa ipinagbabawal. At ang mga dahon naman nito ay ang mga kabutihan na pinapahalagahan ng taong mananampalataya. At ang mga bunga nito ay ang paggawa ng mga gawaing pagsunod at ang tamis ng bunga ay ang pagpitas nito. At ang kaganapan nito ay ang kasapatan ng pagkahinog nito. At dito lilitaw ang tamis ng pananampalataya.

**Mga Paalaala:**

1- Pagmamahal kay Allah at sa kanyang Sugo (صلى الله عليه وسلم) kaysa sa ibang nilalang.

2- Hindi dapat sumunod sa mga tao kung ang itinuturo nila ay paglabag kay Allah at sa kanyang Sugo (صلى الله عليه وسلم).

3- Bahagi ng kaganapatan ng pananampalataya ay ang pagmamahal ng taong Muslim sa kapwa niya Muslim alang-alang kay Allah.

4- Nararapat lamang sa taong Muslim ang kamuhian niya ang di-pananampalataya tulad ng kanyang pagkamuhi kung siya ang ihahagis sa Impiyerno.

5- Sinuman ang matagpuan sa kanya ang mga katangiang ito kanyang matatagpuan ang kapanatagan ng kanyang kalooban at kapayapaan ng kanyang sarili.